(walang pagsalang) magtatangan ng inyong kaluluwa;
at kayo ay muling ibabalik sa inyong Panginoon.” 12. At
kung inyo lamang mapagmamasdan kung ang Mujrimun
(mga makasalanan, walang pananampalataya, kriminal,
mapagsamba sa mga diyus-diyosan, walang pananalig sa
Kaisahan ni Allah, atbp.) ay magyuyukod ng kanilang ulo
sa harapan ng kanilang Panginoon, (na nagsasabi): “Aming
Panginoon! Aming napagmasdan at aming napakinggan;
kaya't kami ay muli Ninyong ibalik (sa kalupaan); kami ay
magiging matuwid at gagawa ng kabutihan. Katotohanan!
Kami ngayon ay sumasampalataya ng walang alinlangan.”
13. Kung Amin lamang ninais; walang pagsala, na mabibigyan
Namin ang bawat kaluluwa ng tamang patnubay;
datapuwa't ang Salita mula sa Akin ay makapangyayari
(sa mga mapaggawa ng kasalanan): “Aking pupunuin
ang Impiyerno na magkasama ang mga Jinn at mga tao.”
14. “Kaya't lasapin ninyo ngayon (ang kaparusahan ng Apoy),
sapagkat inyong kinalimutan ang inyong Pakikipagtipan sa
Araw na ito; at (katotohanang) Kami rin ay makakalimot
sa inyo; kaya't lasapin ninyo ngayon ang walang hanggang
kaparusahan dahilan sa inyong kasamaan!” 15. Sila lamang
na mga sumasampalataya sa Aming Ayat (mga tanda,
kapahayagan, katibayan, aral, atbp.), sila nga, na kung ito
ay dinadalit sa kanila ay nangangayupapa sa pagsamba, at
nagpaparangal sa pagluwalhati sa kanilang Panginoon, at
hindi sila nagmamataas sa kapalaluan. 16. Iniiwan nila ang
kanilang mga higaan, na nananalangin sa pangangamba
at pag-asa; at gumugugol sila sa kawanggawa (tungo sa
kapakanan ni Allah) mula sa biyaya na Aming ipinagkaloob
sa kanila. 17. Ngayon, walang sinuman ang nakakaalam sa

kaligayahan (ng paningin) na inilingid (bilang panlaan) sa kanila, isang gantimpala sa kanilang (mabubuting) gawa.

18. Siya kaya na isang nananampalataya ay katulad niya na isang Fasiq (walang pananampalataya at palasuway kay Allah)? Sila ay hindi magkatulad. 19. At sa mga sumasampalataya (sa Kaisahan ni Allah at sa Islam) at nagsisigawa ng katuwiran at kabutihan, sasakanila ang mga Halamanan (Paraiso) bilang maasikasong tahanan dahilan sa kanilang (mabubuting) gawa. 20. At sa kanila na Fasiqun (mga walang pananalig, palasuway kay Allah, buktot, atbp.) ang kanilang tirahan ay Apoy; sa bawat sandaling naisin nila na makalayo rito, sila ay sapilitang ibabalik dito, at sa kanila ay ipagbabadya: "Lasapin ninyo ang kaparusahan ng Apoy, ang bagay na inyong itinatakwil bilang huwad." 21. At katotohanang hahayaan Namin na lasapin nila ang magaan na pagpaparusa (alalaong baga, ang kaparusahan sa mundong ito tulad ng mga kalamidad, kapinsalaan, atbp.) bago Namin ibigay ang kasaki-sakit na kaparusahan (sa Kabilang Buhay) upang sila ay (magtika) at magbalik loob (at tumanggap sa Islam). 22. At sino pa kaya ang higit na gumagawa ng kamalian kaysa sa kanya, na kung ang Ayat (mga tanda, kapahayagan, katibayan, aral, atbp.) ng kanyang Panginoon ay ipinahahayag, siya ay tumatalilis palayo rito? Katotohanang sa Mujrimun (mga lumalabag sa kautusan, kriminal, walang pananampalataya, buktot, mapagsamba sa diyus-diyosan, atbp.), Aming igagawad sa kanila ang (ganap) na ganti.

23. Noon pang una, katiyakang Aming ibinigay ang Kasulatan (Torah, ang mga Batas) kay Moises; kaya't huwag kang (Muhammad) mag-alinlangan na makakatagpo mo

siya (alalaong baga, kung iyong makatagpo si Moises sa
panahon ng Gabi ng Al-Isra at Al-Miraj sa ibabaw ng
kalangitan); at ginawa Namin ito (ang Torah, ang mga
Batas) na isang patnubay sa Angkan ng Israel. 24. At
Aming hinirang sa karamihan nila (Angkan ng Israel) ang
mga Pinuno na nagbibigay sa kanila ng mga patnubay sa
ilalim ng Aming Pag-uutos, habang sila ay nagpupunyagi
sa pagtitiyaga at patuloy na nananampalataya ng may
katiyakan sa Aming Ayat (mga tanda, kapahayagan,
katibayan, aral, atbp.). 25. Katotohanan, ang iyong
Panginoon ang hahatol sa pagitan nila sa Araw ng Muling
Pagkabuhay, sa mga bagay na kanilang pinagkahidwaan
(sa kanilang mga sarili). 26. Ito baga ay hindi nagdudulot sa
kanila ng aral; kung gaano karaming sali't saling lahi ang
Aming winasak noon, na una pa sa kanila, na ang kanilang
mga tirahan ay kanilang dinadaan-daanan? Katotohanang
naririto ang mga Tanda; hindi baga sila makikinig? 27. At
hindi baga nila napagmamasdan na Aming itinataboy ang
tubig (mga ulap na nagdadala ng ulan) sa tigang na lupa (na
hubad sa halaman), at pinatutubo Namin dito ang pananim,
na nagsisilbing pagkain sa kanila at sa kanilang hayupan
(bakahan)? Wala ba silang paningin? 28. Sila ay nagsasabi:
"Hanggang kailan ang Pagpapasyang ito (sa pagitan namin
at sa iyo, alalaong baga, ang Araw ng Muling Pagkabuhay),
kung ikaw ay nagsasabi ng katotohanan?" 29. Ipagbadya:
"Sa Araw ng Pagpapasya, ito ay walang kapakinabangan
sa mga hindi nananampalataya kahit na sila (sa bandang
huli) ay manalig! Sila rin ay hindi bibigyan ng palugit."
30. Kaya't lumayo ka sa kanila (O Muhammad) at maghintay;
katotohanang sila (rin) ay naghihintay.

# ANG MAGKAKAANIB O PEDERASYON

Sa Ngalan ni Allah, ang Pinakamahabagin, ang Pinakamaawain

1. O Propeta (Muhammad)! Pangambahan mo si Allah at
huwag mong pakinggan ang mga hindi sumasampalataya at
mga mapagbalatkayo (alalaong baga, huwag mong sundin
ang kanilang mga payo). Katotohanang si Allah ay Puspos
ng Karunungan, ang Tigib ng Kaalaman. 2. Datapuwa't
iyong sundin ang anumang ipinanaog sa iyo na inspirasyon
mula sa iyong Panginoon. Katotohanang si Allah ang Ganap
na Nakakaalam (ng lahat) mong ginagawa. 3. At ibigay mo
ang iyong pagtitiwala kay Allah, at Sapat na si Allah bilang
Wakil (Tagapamahala at Tagapagpatupad ng lahat ng mga
pangyayari).

4. Si Allah ay hindi naglagay sa sinumang tao ng
dalawang puso sa kanyang dibdib, gayundin naman ay
hindi Niya ginawa ang inyong asawang (babae) na inyong
dinidiborsyo sa pamamagitan ng Az-Zihar {Ang Az-Zihar
ay nangangahulugan ng: "Ikaw ay katulad ng likod ng
aking ina, samakatuwid, ikaw ay hindi marapat na aking
sipingan."} na (maging) inyong tunay na ina, at hindi rin Niya
ginawa ang inyong mga ampong lalaki (na maging) inyong
tunay na mga anak na lalaki. Ito ay isa lamang sinasambit ng
inyong bibig. Datapuwa't si Allah (sa inyo) ay nagsasabi ng
Katotohanan, at Siya ang nagtuturo ng (tamang) Landas.
5. Inyong tawagin sila (mga ampong lalaki) sa pangalan ng

kanilang (tunay) na ama, ito ay higit na makatarungan sa Paningin ni Allah. Datapuwa't kung hindi ninyo alam ang pangalan ng kanilang ama, (kung gayon sila) ay inyong kapatid sa pananampalataya o inyong kaibigan, datapuwa't hindi ninyo ito kasalanan kung kayo ay magkamali rito, (ang higit na mahalaga) ay ang saloobin ng inyong puso; at si Allah ay Lagi nang Nagpapatawad, ang Pinakamaawain.

6. Ang Propeta ay higit na malapit sa mga sumasampalataya kaysa sa kanilang sarili, at ang kanyang mga asawa ay kanilang (mga sumasampalataya) mga ina (kung tungkol sa paggalang at pag-aasawa). Ang pagkakamag-anak sa dugo sa bawat isa sa kanila ay mayroong higit na malapit na personal na bigkis sa Kautusan ni Allah (hinggil sa mga pamana) kaysa (sa pagkakapatiran) ng mga sumasampalataya at Muhajirun (mga tao na nagsilikas sa Madinah mula sa Makkah), gayunpaman, gawin ninyo kung ano ang makatarungan sa inyong pinakamalapit na kaibigan (nang ang Propeta ay sumanib sa kanila sa bigkis ng pagkakapatiran). Ito ang nasusulat sa Al-Lauh Al-Mahfuz (ang Aklat ng Banal na Pag-uutos ni Allah).

7. (At alalahanin) nang Aming hingin sa mga Propeta ang kanilang Kasunduan, at mula sa iyo (O Muhammad), at mula kay Noe, Abraham, Moises at Hesus na anak ni Maria; hiningi Namin sa kanila ang isang sagradong Kasunduan.
8. Upang (si Allah) ay makapagtanong sa mga Matatapat (mga Tagapagbalita at Propeta ni Allah), hinggil sa kanilang Katapatan (sa pagpapahayag ng Kanyang Mensahe na nakaatang sa kanila). At Kanyang inihanda sa mga hindi sumasampalataya ang isang kasakit-sakit na kaparusahan (sa Apoy ng Impiyerno).

9. O kayong nagsisisampalataya! Alalahanin ang
Kagandahang Loob ni Allah (na ipinagkaloob) sa inyo, nang
may dumatal sa inyo na maraming tao (upang makapanaig
sa inyo), datapuwa't ipinadala Namin laban sa kanila ang
daluyong at lakas na hindi ninyo nakikita (mga pulutong ng
anghel sa panahon ng digmaan ng Al-Ahzab [pederasyon]).
At si Allah ang Ganap na Nakakamasid (nang maliwanag)
sa lahat ninyong ginagawa. 10. Nang sila ay dumating sa inyo
mula sa itaas ninyo at mula sa ibaba ninyo, at nang ang mga
mata ay lumaki sa panlilisik at ang mga puso ay naghikab sa
lalamunan, at kayo ay nag-iisip ng may pag-aalinlangan kay
Allah. 11. Sa gayong kalagayan, ang mga sumasampalataya ay
sinubukan at nauga ng matinding pagkalog.

12. At pagmasdan! Nang ang mga mapagkunwari at
mayroong salot ang mga puso (sa pag-aalinlangan) ay
nagsabi: "Si Allah at ang Kanyang Tagapagbalita ay walang
ipinangako sa atin maliban sa kahibangan!" 13. Pagmasdan!
May isang pangkat sa karamihan nila ang nagsabi: "O kayong
mga tao ng Yathrib (Madinah)! Hindi ninyo matatagalan
(ang paglusob ng inyong kaaway), kaya't magsiurong kayo!"
At ang iba sa karamihan nila ay nagpaalam sa Propeta
na nagsasabi: "Katotohanan, ang aming mga tahanan
ay nakalantad (sa mga kaaway)", bagama't ito ay hindi
nakabuyangyang; wala silang hinahangad na iba maliban na
(sila) ay makatalilis. 14. At kung ang kaaway ay nakapasok
na sa lahat ng sulok (ng lungsod), at sila ay hinihikayat sa
Al-Fitnah (alalaong baga, ang magbalik sa kawalan ng
pananampalataya at sumamba sa mga diyus-diyosan),
sila ay magsasagawa nito na may kakarampot lamang
na pag-aatubili. 15. At katotohanang sila ay nagsigawa na

ng Kasunduan kay Allah na hindi sila tatalikod, at ang Kasunduan kay Allah ay dapat na panagutan. [16.] Ipagbadya (O Muhammad, sa mga mapagkunwari na humihingi ng iyong pahintulot na makaalis sa iyo): "Ang pagtalilis ay walang kapakinabangan sa inyo kung kayo ay tumatalilis sa kamatayan o sa pagpatay, kayo ay magtatamasa lamang ng kaligayahan sa maigsing sandali!" [17.] Ipagbadya: "Sino kaya baga ang makakapangalaga sa inyo laban kay Allah kung Kanyang naisin na gawaran kayo ng kapinsalaan o bigyan kayo ng (Kanyang) habag? At sila ay hindi makakatagpo ng anumang Wali (kawaksi, tagapangalaga, tagapagtanggol, atbp.) sa kanilang sarili maliban kay Allah.

[18.] Katotohanang nababatid ni Allah kung sino sa karamihan ninyo ang pumipigil sa mga tao na makipaglaban sa Kapakanan ni Allah, at sila na nagsasabi sa kanyang mga kapatid ng: "Halina kayong sumama sa amin", samantalang (sila sa kanilang sarili) ay hindi sumasama sa labanan maliban lamang sa kakaunting panahon, [19.] Na maramot sa pakikitungo sa inyo (kung pag-uusapan ang tulong sa kapakanan ni Allah). At kung sumapit na ang pangamba, ay iyong makikita sila na nakatitig sa iyo na ang kanilang mata ay namimilog na katulad ng isang nag-aagaw buhay. Datapuwa't kung ang pangamba ay nakalipas na, kayo ay hinahampas nila ng kanilang matatalim na dila, na maramot (sa paggugol) sa anumang mabuti (at matakaw lamang sa anumang labi ng digmaan at kayamanan). Ang ganitong mga tao ay walang pananalig kaya't ginawa ni Allah ang kanilang mga gawa na walang katuturan; at ito ay magaan kay Allah. [20.] Inaakala nila na ang Al-Ahzab (mga magkakaanib, pederasyon) ay hindi pa nagsiurong; at kung

ang Al-Ahzab (mga magkakaanib, pederasyon) ay muling dumating, ay nanaisin nila na sila ay nasa disyerto (na namamayagpag) sa gitna ng mga Bedouin (mga Arabong nananahan sa disyerto), at naghahanap ng balita tungkol sa inyo (mula sa malayong lugar), at kung (mangyari) na sila ay nasa lipon ninyo, sila ay hindi lalaban maliban sa kakarampot lamang.

21. Katotohanang nasa Tagapagbalita ni Allah (Muhammad) ang isang mahusay na halimbawa upang sundin ng sinuman na umaasa (sa Pakikipagtipan) kay Allah at sa Huling Araw, at nag-aala-ala kay Allah nang labis. 22. At nang makita ng mga nananampalataya ang Al-Ahzab (lipon ng mga magkakaanib, pederasyon) sila ay nagsabi: "Ito ang ipinangako sa atin ni Allah at ng Kanyang Tagapagbalita (Muhammad), at si Allah at ang Kanyang Tagapagbalita (Muhammad) ay nagsabi ng katotohanan." At ito ay lalong nakadagdag sa kanilang pananampalataya at kasiglahan sa pagsunod (kay Allah). 23. Sa gitna ng mga nananampalataya ay mga tao na naging tapat sa kanilang kasunduan kay Allah (alalaong baga, sila ay pumalaot sa maka-Diyos na digmaan {Jihad} at hindi sila tumalikod sa mga hindi nananampalataya); ang iba sa kanila ay nakatupad sa kanilang mga tungkulin (alalaong baga, namatay sa labanan at naging martir), at ang iba sa kanila ay naghihintay pa rin; datapuwa't kailanman ay hindi nagbawa ang (kanilang pagpupunyagi) kahit na kaunti (alalaong baga, sila ay hindi naging taksil sa kasunduan na kanilang ginawa kay Allah). 24. Upang magantimpalaan ni Allah ang mga tao ng katotohanan sa kanilang pagiging makatotohanan (alalaong baga, ang kanilang pagsasakit na matupad ang kanilang

ipinagkasundo kay Allah), at parusahan Niya ang mga
mapagkunwari kung ito ay Kanyang naisin o tanggapin ang
kanilang pagsisisi at bigyan sila ng Habag. Katotohanang
si Allah ay Lagi nang Nagpapatawad, ang Pinakamaawain.
25. At itinaboy ni Allah ang mga hindi sumasampalataya
(sa lahat) ng kanilang pagkapoot; wala silang napalang
kapakinabangan (sa mga labi ng digmaan, yaman, atbp.);
at sapat na si Allah sa mga sumasampalataya upang
makipaglaban (sa pamamagitan ng pagsusugo ng daluyong
at pulutong ng anghel). At si Allah ay Tigib ng Lakas, ang
Pinakamataas sa Kapangyarihan. 26. At sila na mga Tao
ng Kasulatan (Tribu ng Hudyo ng Banu Quraiza na hindi
sumasampalataya) na tumulong sa kanila (na mga hindi
sumasampalataya, ang mga kalaban), sila ay dinaklot ni
Allah mula sa kanilang kanlungan at naghasik Siya ng
lagim sa kanilang puso, (kaya't) ang isang pangkat (nila)
ay inyong napatay, at ang ibang pangkat (nila) ay inyong
naging mga bihag. 27. At Kanyang ginawa kayo na maging
tagapagmana ng kanilang lupain, ng kanilang mga tahanan
at kanilang mga ari-arian, at maging ang lupa na hindi ninyo
napapasyalan noon. At si Allah ang may kapangyarihan sa
lahat ng bagay.
28. O Propeta (Muhammad)! Sabihin mo sa iyong mga
asawa: "Kung inyong ninanasa ang buhay sa mundong ito
at ang kanyang kinang, kung gayon, - kayo ay pumarito!
Aking bibigyan kayo ng inyong ikaliligaya (at ikabubuhay)
at kayo ay palalayain ko sa magandang paraan (diborsyo).
29. Datapuwa't kung hinahanap ninyo si Allah at ang
Kanyang Tagapagbalita at ang Tahanan ng Kabilang Buhay,
kung gayon, katotohanang si Allah ay naghanda sa Al-

Muhsinah (mga mapaggawa ng kabutihan) sa karamihan ninyo ng isang malaking gantimpala. 30. O kayong mga asawa ng Propeta! Kung sinuman sa inyo ang gumawa nang lantad at labag na pakikipagtalik (sa iba), ang kaparusahan ay magiging dalawang ulit sa kanya at ito ay lubhang magaan kay Allah.

31. Datapuwa't kung sinuman sa inyo ang maging matimtiman sa paglilingkod kay Allah at sa Kanyang Tagapagbalita at nagsisigawa ng katuwiran at kabutihan, sa kanya ay Aming ipagkakaloob ang gantimpala ng dalawang ulit, at Aming inihanda sa kanya ang Rizqan Kariman (nag-uumapaw na panustos, kasaganaan, - ang Paraiso). 32. O kayong mga asawa ng Propeta! Kayo ay hindi katulad (ng ibang) mga babae; kung kayo ay nangangamba (kay Allah), huwag kayong maging malambing sa inyong pagsasalita, baka kaya siya (ibang lalaki) na may kabulukan sa kanyang puso (may hangarin ng kalaswaan, pagkukunwari, pakikiapid, atbp.) ay matinag sa pagnanasa; datapuwa't mangusap kayo sa kanila ng salitang makatwiran.

33. At manatiling tahimik sa inyong mga tahanan, at huwag kayong gumawa ng nakakaakit na paglalantad ng inyong sarili na kagaya noong panahon ng kamangmangan at magsipag-alay kayo ng palagiang pagdarasal (Iqamat-us-Salah), magbigay ng Zakah (katungkulang kawanggawa) at sundin ninyo si Allah at ang Kanyang Tagapagbalita. Hinahangad lamang ni Allah na mawala ang lahat ng Ar-Rijs (mga masasamang gawa, kasalanan, atbp.) sa inyo, O kayong mga kasapi ng Pamilya (ng Propeta), at gawin kayong dalisay at walang bahid dungis. 34. At alalahanin (O kayong mga kasapi ng pamilya ng Propeta, ang mga biyaya

ng inyong Panginoon), ang mga dinadalit at ipinaparinig
sa inyo sa inyong mga tahanan na mga Tanda (mga Talata
ng Qur'an at Sawikain ng Propeta) ni Allah at Kanyang
Karunungan; katotohanang si Allah ay Ganap na Mapitagan
at Lubos na Nakakaalam ng lahat ng bagay.
35. Katotohanan, ang mga Muslim (sila na sumusuko kay
Allah sa Islam), lalaki at babae, ang mga sumasampalatayang
lalaki at babae (na nananalig sa Kaisahan ni Allah), ang mga
matimtiman at masunuring lalaki at babae (kay Allah), ang
mga lalaki at babae na nagsasabi ng katotohanan (sa kanilang
pananalita at gawa), ang mga lalaki at babae na matiyaga (sa
pagsasagawa ng lahat ng mga tungkulin na iniatas ni Allah
at pag-iwas sa lahat ng Kanyang ipinagbabawal), ang mga
lalaki at babae na nagpapakumbaba (sa harapan ng kanilang
Panginoon, - Allah), ang mga lalaki at babae na nagbibigay
ng kawanggawa (ang katungkulang kawanggawa, ang
Zakah, {gayundin} ang boluntaryong kawanggawa tulad ng
limos, tulong, atbp.), ang mga lalaki at babae na nag-aayuno
(ang katungkulang pag-aayuno sa buwan ng Ramadhan at
mga boluntaryong pag-aayuno o Nawafil), ang mga lalaki
at babae na nagpapanatili sa kanilang kalinisan (sa mga
bawal na pakikipagtalik), ang mga lalaki at babae na labis
na nag-aala-ala kay Allah sa pamamagitan ng kanilang mga
dila at puso (habang nakaupo, nakatayo at nakahimlay at
dumadalit ng mga pagpupuri at pagluwalhati sa Kanya), sa
kanila ay inihanda ni Allah ang pagpapatawad at malaking
gantimpala (alalaong baga, ang Paraiso). 36. Hindi marapat
sa isang nananampalataya, lalaki man o babae, na kung ang
isang bagay ay napagpasyahan na ni Allah at ng Kanyang
Tagapagbalita, na magkaroon pa kayo ng pamimilian sa

kanilang pasya; at kung sinuman ang sumuway kay Allah at sa Kanyang Tagapagbalita, katotohanang siya ay napaligaw sa maling landas.

37. At alalahanin! Nang iyong sabihin sa kanya (Zaid ibn Harithah, ang pinalayang alipin ng Propeta) na nakatanggap ng biyaya (liwanag) mula kay Allah (sa pamamagitan nang pagbibigay ng patnubay sa kanya sa Islam) at ng iyong paglingap (O Muhammad, sa kanya): "Panatilihin mo sa iyo (sa pagkakaroon ng kasal) ang iyong asawa (Zainab), at pangambahan mo si Allah." Datapuwa't ikinubli mo (Muhammad) sa iyong puso (alalaong baga, ang bagay na ipinaalam na ni Allah sa iyo na siya {Zainab} ay Kanyang ibibigay sa iyo sa pag-aasawa), ang bagay na nais na maging lantad ni Allah; pinangambahan mo (Muhammad) ang mga tao (alalaong baga, na si Muhammad ay ikinasal sa diborsyadang asawa ng kanyang alipin), datapuwa't higit na katumpakan na ikaw (Muhammad) ay mangamba kay Allah. At nang pawalang bisa ni Zaid (ang kanyang kasal sa pamamagitan ng diborsyo) sa kanya {Zainab}, ay Aming pinagsama kayo ({Muhammad at Zainab} sa kasal) upang sa gayon, (sa darating na panahon), ay wala ng maging sagabal sa mga sumasampalataya (tungkol sa bagay) ng kanilang pag-aasawa sa (naging) mga asawa ng kanilang mga ampong lalaki, kung ang huli (mga ampong lalaki) ay magpawalang bisa (ng kanilang kasal o magdiborsyo) sa kanila. At ang
pag-uutos ni Allah ay marapat na maganap. 38. Hindi isang
kasalanan sa Propeta ang anumang bagay na ginawang legal (pinahihintulutan) ni Allah sa kanya. Ito ang Pamamaraan ni Allah sa mga tao (mga Propeta) ng panahong lumipas. At ang Pag-uutos ni Allah ay isang Utos na naitakda na.

39. (Ito ang kinagisnan) ng mga nangangaral ng Mensahe ni
Allah at nangangamba sa Kanya, at walang kinatatakutan
maliban kay Allah. At Sapat na si Allah upang tawagin (ang
mga tao) upang magsulit. 40. Si Muhammad ay hindi ama ng
sinuman sa inyo, datapuwa't siya ang Tagapagbalita ni Allah
at Sagka (Panghuli) sa lahat ng mga Propeta; at si Allah ang
may Ganap na Kabatiran sa lahat ng bagay.
41. O kayong nagsisisampalataya! Alalahanin ninyo si
Allah ng may ganap na pag-aala-ala; 42. At luwalhatiin ang
Kanyang mga papuri sa umaga at hapon (ang pang-umagang
{Fajr} panalangin at panghapong {Asr} panalangin). 43. Siya
ang Tanging Isa na nagpapadala sa inyo ng Salat (Kanyang
mga biyaya), gayundin ang ginagawa ng Kanyang mga
anghel sa inyo (na nananawagan kay Allah na patawarin at
basbasan kayo), upang kayo ay Kanyang maiahon mula sa
kailaliman ng kadiliman (kawalan ng pananalig at pagsamba
sa mga diyus-diyosan) tungo sa kaliwanagan (Tamang
Pananampalataya at Kaisahan ni Allah sa Islam); at Siya
ay Lagi nang Puspos ng Habag sa mga sumasampalataya.
44. Ang pagbati nila sa Araw ng kanilang pakikipagtipan sa
Kanya ay "Salam: Kapayapaan!" {ang mga anghel ay babati
sa kanila ng: "Salam-u-alaikum"} at inihanda na Niya sa
kanila ang isang nag-uumapaw na Gantimpala (Paraiso).
45. O Propeta (Muhammad)! Katotohanang ikaw ay
isinugo Namin bilang isang Saksi, isang tagapagtangan
ng Masayang Balita at bilang isang Tagapagbabala. 46. At
bilang isa na nag-aanyaya sa Habag ni Allah, sa Kanyang
Kapahintulutan, at bilang isang Tanglaw na nagsasabog ng
liwanag (sa pamamagitan ng iyong pagtuturo ng Qur'an,
Sunna at mga paraan ng Propeta). 47. Kaya't ipagbadya ang

magandang balita sa mga sumasampalataya (sa Kaisahan ni Allah at sa Kanyang Tagapagbalitang si Muhammad), na sasakanila mula kay Allah ang nag-uumapaw na Biyaya.
48. At huwag mong sundin ang mga hindi sumasampalataya at mga mapagkunwari at huwag mong pansinin ang kanilang panlilibak, datapuwa't magtiwala ka kay Allah sapagkat Sapat na si Allah bilang isang Wakil (Mapagkakatiwalaan at Tagapagpaganap ng lahat ng mga pangyayari).

49. O kayong nagsisisampalataya! Kung inyong pinakasalan ang mga sumasampalatayang babae at sila ay inyong diniborsyo, bago ninyo sila sipingan, hindi kinakailangan na kayo ay magpalipas ng Iddat (paghihintay ng apat na buwanang regla) para sa kanila. Sila ay gawaran ninyo ng regalo, at inyong palayain (diborsyohin) sila sa magandang paraan.

50. O Propeta (Muhammad)! Ginawa Naming legal (nararapat ayon sa batas) sa iyo ang iyong mga asawa matapos na sila ay iyong gawaran ng Mahr (dote o alay na salapi na ibinibigay ng lalaki sa kanyang mapapangasawa sa sandali ng kasal), at gayundin sa mga angkin ng iyong kanang kamay (mula sa mga bihag ng digmaan, atbp.) na itinalaga ni Allah sa iyo; at mga anak na babae ng iyong Amm (mga amain sa ama), at mga anak na babae ng iyong Ammah (mga tiyahin sa ama), at mga anak na babae ng iyong Khal (mga amain sa ina), at mga anak na babae ng iyong Khalah (mga tiyahin sa ina) na nagsilikas (mula sa Makkah) na kasama ka; at sinuman sa mga sumasampalatayang babae na nag-aalay ng kanyang sarili sa Propeta, at kung ang Propeta ay nais na pakasalan siya; ito ay isang karapatan para sa iyo lamang, at hindi sa lahat (at karamihan) ng mga sumasampalataya.

Katotohanang Aming nababatid ang Aming itinalaga sa
kanila na kanilang mga asawa at ang mga angkin ng kanilang
kanang kamay, upang sa gayon ay hindi magkaroon ng
sagabal sa iyo. At si Allah ay Lalagi nang Nagpapatawad,
ang Pinakamaawain.
51. At ikaw (O Muhammad) ay maaaring magpaliban (sa
nakatakdang sunuran) kung sino sa kanila (sa iyong mga
asawa) ang iyong nais, at maaari mong tanggapin kung
sino sa kanila ang iyong maibigan. At kung sinuman ang
iyong maibigan sa kanila (na ang takdang sunuran) ay iyong
ibinukod muna, hindi isang kasalanan sa iyo (kung iyong
tanggapin siyang muli), ito ay higit na mabuti, upang sila
ay makadama ng kaginhawahan at huwag manimdim,
at silang lahat ay masiyahan sa anumang ibigay mo sa
kanila. Nababatid ni Allah (ang lahat) ng nasa iyong puso;
at si Allah ang Ganap na Nakakaalam, ang Lubos na
Mapagpaumanhin. 52. Hindi nararapat sa iyo (ayon sa batas)
ang mag-asawa pa (ng ibang babae) matapos ito, o palitan
sila (ng ibang) asawa, kahit na ang kanilang kagandahan ay
nakakaakit sa iyo, maliban na lamang sa kanila na angkin ng
iyong kanang kamay. At si Allah ang Lagi nang Nagmamasid
sa lahat ng bagay.
53. O kayong nagsisisampalataya! Huwag kayong pumasok
sa mga bahay ng Propeta, maliban na lamang kung ang
pahintulot ay ibinigay sa inyo sa pagkain (upang kumain),
gayundin (ay huwag na lubhang maaga), na kayo ay
naghihintay sa paghahanda (ng pagkain). Datapuwa't kung
kayo ay inaanyayahan, kayo ay tumuloy, at kung matapos
na kayong kumain, kayo ay lumisan, at huwag nang umupo
tungo sa pag-uusap. Katotohanan, ang gayong (pag-uugali)

ay nakakasuya sa Propeta, at siya ay nahihiya (na magsabi) na umalis na kayo, datapuwa't si Allah ay hindi nakikimi (na sabihin) sa inyo ang katotohanan. At kung nais ninyong magtanong (sa kanyang mga asawa) nang anumang inyong naisin, mangusap kayo sa kanila sa likod ng lambong (may takip sa inyong pagitan); ito ay higit na nagpapadalisay sa inyong puso, gayundin sa kanilang puso. At hindi isang katumpakan sa inyo na inyong suyain ang Tagapagbalita ni Allah, o inyong pangasawahin ang kanyang mga asawa kung mawala na siya (matapos ang kanyang kamatayan). Katotohanan! Ang ganitong bagay sa Paningin ni Allah ay isang kakila-kilabot na kasamaan.
54. Kahit na inyong ilantad ang anumang bagay o ito ay inyong ilingid, katotohanang si Allah ang Lalagi nang Ganap na may Kaalaman sa lahat ng bagay.

55. Hindi isang kasalanan sa kanila (sa mga asawa ng Propeta, kung sila ay magpakita na hindi nalalambungan) sa harap ng kanilang ama, o ng kanilang mga anak na lalaki, o ng kanilang mga kapatid na lalaki, o sa mga anak na lalaki ng kanilang mga kapatid na lalaki, o sa mga anak na lalaki ng kanilang mga kapatid na babae, o ng kanilang (sumasampalatayang) kababaihan, o mga (babaeng) alipin na angkin ng kanilang kanang kamay, at panatilihin ninyo ang inyong tungkulin kay Allah. Katotohanang si Allah ang Lagi nang Lubos na Saksi sa lahat ng bagay.

56. Si Allah ang nagpapadala ng Kanyang Salat (mga Biyaya, Karangalan, Habag, Basbas, atbp.) sa Propeta (Muhammad), gayundin ang Kanyang mga anghel (na nananawagan kay Allah na basbasan at patawarin siya). O kayong nagsisisampalataya! Iparating ninyo sa kanya

(Muhammad) ang inyong Salat (ang Bendisyon na
hiniling ninyo kay Allah), at inyong batiin siya ng may
ganap na paggalang (alalaong baga, ang pagbati sa Islam:
As-Salam-u-Alaikum- Ang kapayapaan ay sumainyo).
57. Katotohanan, ang mga nangyayamot kay Allah at sa
Kanyang Tagapagbalita; si Allah ay sumusumpa sa kanila sa
mundong ito at sa Kabilang Buhay, at Kanyang inihanda sa
kanila ang isang kahiya-hiyang kaparusahan. 58. At sa mga
nangyayamot sa mga sumasampalatayang lalaki at babae,
at ito ay hindi nararapat, ay binibigyan nila ng pabigat ang
kanilang sarili sa kasamaan ng paninirang puri at lantad na
kasalanan.

59. O Propeta! Sabihin mo sa iyong mga asawa at mga
anak na babae at sa mga sumasampalatayang babae
na hindi nila dapat hubarin ang kanilang panglabas na
kasuutan sa kanilang katawan (alalaong baga, ganap
nilang balutin ang kanilang sarili ng kulambong at balabal
maliban lamang sa mga mata upang kanilang makita ang
daan, kung sila ay lumalabas ng bahay). Ito ay higit na
mainam at magaan na sila ay maalaman (bilang mga malaya
at kagalang-galang na kababaihan), upang sila ay hindi
yamutin. At si Allah ay Lagi nang Nagpapatawad, ang
Pinakamaawain. 60. Kung ang mga mapagkunwari, at sila
na ang kanilang puso ay may karamdaman (ng masamang
pagnanasa sa laman, pangangalunya, atbp.), at sila na
mapagkalat ng kasinungalingan sa karamihan ng mga tao
sa Al-Madina, kung sila ay hindi magsisitigil, katotohanang
Aming hahayaan na inyong madaig sila, at sila ay hindi
makakapanatili rito bilang inyong kapitbahay kundi sa
maigsing panahon lamang. 61. Na sinusumpa, saan man sila

matagpuan; sila ay sasakmalin at papatayin ng isang (kakila-kilabot) na pagpatay. 62. Ito ang pamamaraan ni Allah sa kaso ng mga pumanaw na noon pang una, at kayo ay hindi makakatagpo ng pagbabago sa pamamaraan ni Allah.

63. Ang mga tao ay nagtatanong sa iyo kung kailan ang Oras. Iyong ipagbadya: "Ang kaalaman dito ay kay Allah lamang. Ano ang inyong nalalaman? Maaaring ang Oras ay malapit na!" 64. Katotohanang si Allah ay sumumpa sa mga hindi sumasampalataya, at Kanyang inihanda sa kanila ang Naglalagablab na Apoy (Impiyerno), 65. Upang dito manahan magpakailanman; sila ay hindi makakahanap (dito) ng isang Wali (tagapagtanggol, tagapangalaga) o isa mang kawaksi. 66. Sa Araw na ang kanilang mukha ay ihaharap at igugulong sa lahat ng panig ng Apoy, sila ay magsasabi: "Kasawian sa amin! Dapat sana ay sumunod kami kay Allah at tumalima sa Kanyang Tagapagbalita (Muhammad)!" 67. At sila ay magsasabi: "Aming Panginoon! Katotohanang kami ay sumunod sa aming mga pinuno at aming mga dakilang (tao), at sila ang nagligaw sa amin sa (tamang) Landas. 68. "Aming Panginoon! Inyong gawaran sila ng magkatambal na kaparusahan at Inyong sumpain sila ng matinding Panunumpa!"

69. O kayong nagsisisampalataya! Huwag kayong tumulad sa mga nananakit (ng kalooban) ni Moises, datapuwa't si Allah ang nagpatunay ng kanyang kawalang kasalanan sa mga ibinibintang sa kanya, at siya ay karangal-rangal sa Paningin ni Allah. 70. O kayong nagsisisampalataya! Panatilihin ninyo ang inyong tungkulin kay Allah at pangambahan Siya, at kayo ay laging magsabi ng katotohanan. 71. Ituturo Niya sa inyo ang paggawa ng katuwiran at mabubuting bagay

at magpapatawad ng inyong mga kasalanan. At sinumang sumunod kay Allah at sa Kanyang Tagapagbalita, ngayon pa man, katiyakang siya ay nakapagtamo ng malaking tagumpay (alalaong baga, siya ay maliligtas sa Apoy ng Impiyerno at tatanggapin sa Paraiso).

72. Katotohanang Aming ibinigay ang Al-Amanah (ang Tiwalang Lagak o moral na pananagutan o katapatan sa lahat ng mga tungkulin na ipinag-utos ni Allah) sa kalangitan at kalupaan, at sa kabundukan, datapuwa't tumanggi sila na dalhin ito at sila ay nangangamba rito (alalaong baga, sila ay natatakot sa parusa ni Alalh), datapuwa't ang tao ay nagpasan nito. Katotohanang siya ay hindi makatarungan (sa kanyang sarili) at walang muwang (sa magiging bunga).
73. Kaya't si Allah ang magpaparusa sa mga mapagkunwari, mga lalaki at babae, at sa mga lalaki at babae na nag-aakibat ng mga katambal sa pagsamba sa Kanya (Allah). At si Allah ang tatanggap ng pagsisisi (magpapatawad) ng mga sumasampalataya, mga lalaki at babae. At si Allah ay Lagi nang Nagpapatawad, ang Pinakamaawain.

Surah 34 • Saba

# Sheba

Sa Ngalan ni Allah, ang Pinakamahahabagin, ang Pinakamaawain

1. Ang lahat ng pagluwalhati at pasasalamat ay kay Allah, tanging Siya ang nag-aangkin ng lahat ng nasa kalangitan at lahat ng nasa kalupaan. Sa Kanya ang pagpaparangal

at pasasalamat sa Kabilang Buhay; at Siya ay Puspos ng
Karunungan, ang Tigib ng Kaalaman. 2. Talastas Niya kung
ano ang pumapasok sa kalupaan at kung ano ang lumalabas
mula rito; kung ano ang lahat nang mga nananaog sa alapaap
(kalangitan) at kung ano ang lahat nang mga pumapanhik
doon. At Siya ang Pinakamaawain, ang Malimit na
Nagpapatawad.

3. Ang mga hindi sumasampalataya ay nagsasabi: "Hindi
kailanman sasapit sa amin ang Oras". Ipagbadya: "Hindi!
Walang pagsala, sa pamamagitan ng aking Panginoon, ito ay
daratal sa inyo." (Si Allah), Siya ang Ganap na Nakakaalam
ng nalilingid; maging ang timbang ng isang atomo (o isang
maliit na langgam) o anumang bagay na maliit pa rito o
malaki, sa kalangitan at kalupaan, ay hindi makakahulagpos
sa Kanyang Karunungan (ang lahat), bagkus ay nasa loob ng
isang Maliwanag na Talaan (Al-Lauh-Al-Mahfuz). 4. Upang
Kanyang magantimpalaan ang mga sumasampalataya (sa
Kaisahan ni Allah at sa Islam) at nagsisigawa ng katuwiran
at kabutihan; sila, sasakanila ang pagpapatawad at Rizqun
Karim (panustos na nag-uumapaw, alalaong baga, ang
Paraiso). 5. Datapuwa't sila na nagsisikap na kalabanin ang
Aming Ayat (mga tanda, katibayan, kapahayagan, aral,
atbp.) upang sila ay kanilang siphayuin, sila, sasakanila ang
kasakit-sakit na kaparusahan. 6. At sa mga pinagkalooban
ng karunungan, nakikita nila na ang ipinahayag sa iyo
(O Muhammad) mula sa iyong Panginoon ay siyang
Katotohanan, at namamatnubay tungo sa Landas ng isang
Pinakamataas sa Kapangyarihan, ang Nagmamay-ari ng
lahat ng pagpupuri.

7. Ang mga hindi sumasampalataya ay nagsasabi: "Amin

ba kayong patutunguhin sa isang tao (Muhammad) na
magsasabi sa inyo na kung (ang inyong mga buto) ay malansag
na at maging abo at magsikalat, sa kalaunan, kayo ay
(muling ibabangon ) sa pagkalikha?” 8. Siya ba (Muhammad)
ay kumatha (naggawa-gawa) ng kasinungalingan laban
kay Allah, o mayroon bang pagkabaliw sa kanya? Hindi,
datapuwa’t sila na hindi sumasampalataya sa Kabilang
Buhay ay tahasang (ang kanilang sarili) ay nasa tunay na
kaparusahan, at nasa kamalian na lubhang malayo. 9. Hindi
baga nila napagmamasdan kung ano ang nasa harapan nila
at kung ano ang nasa likuran nila, ng alapaap (kalangitan)
at kalupaan? Kung Aming naisin, magagawa Naming
lagumin sila ng kalupaan o hayaang ang bahagi ng alapaap
(kalangitan) ay bumagsak sa kanila. Katotohanang naririto
ang isang Tanda sa bawat matapat na nananampalataya
(nananalig sa Kaisahan ni Allah) at bumabaling kay Allah
(sa lahat ng mga pangyayari ng may kapakumbabaan at sa
pagsisisi.)

10. At katiyakang Aming iginawad noon pang una ang
Biyaya kay David mula sa Amin (na nagsasabi): “O kayong
kabundukan! Luwalhatiin ninyo (si Allah) na kasama siya!
Gayundin kayong mga Ibon! At ginawa Namin ang bakal
na malambot sa kanya,” 11. Na nag-uutos: “Gumawa ka ng
pulidong baluti (kutamaya) na ganap na pantay ang mga
sinsing ng kadenang baluti, at magsigawa kayo (mga tao) ng
kabutihan. Katotohanang Ako ang Ganap na Nakakamasid
ng lahat ninyong ginagawa.”

12. At kay Solomon, (Aming ipinailalim) ang hangin na
maging masunurin sa kanya; ang kanyang umaga (na ang
malalaking hakbang mula sa pagsikat ng araw hanggang

sa tanghali) ay katumbas ng isang buwan (na paglalakbay); at ang kanyang gabi (na ang malalaking hakbang mula sa tanghali hanggang sa pagkiling ng araw sa takipsilim) ay katumbas ng isang buwan (na paglalakbay, alalaong baga, sa isang araw, siya ay makakapaglakbay ng katumbas ng dalawang buwang paglalakbay). At hinayaan Namin na ang Bukal ng (tunaw) na tanso ay umagos sa kanya, at mayroong mga Jinn na nagtatrabaho sa harapan niya, mula sa pahintulot ng kanyang Panginoon, at sinuman sa kanila ang sumuway sa Aming Pag-uutos, Aming hahayaan na malasap niya ang kaparusahan ng naglalagablab na Apoy.
13. Sila ay nagtrabaho sa kanya kung ano ang kanyang ninais (na gumagawa ng mga arko o matataas na silid, mga imahen, mga palanggana na kasinlaki ng imbakang balon, at mga [lutuang] kaldero na nakapirmi sa kanilang kinalalagyan). "Magsipagtrabaho kayo, o angkan ni David, ng may pasasalamat!" Datapuwa't kakaunti sa kanila ang may pasasalamat!

14. At nang igawad Namin (kay Solomon) ang kanyang kamatayan, walang sinuman ang nagbalita sa kanila (mga Jinn) ng kanyang kamatayan, maliban sa isang maliit na uod sa lupa na patuloy na (marahang) ngumangatngat ng kanyang tungkod; kaya't nang siya ay mapaupo, ang mga Jinn ay maliwanag na nakakita, na kung nalalaman lamang nila ang mga nakalingid na bagay, sila (sana) ay hindi nanatili sa kahiya-hiyang kaparusahan.

15. Katotohanang mayroon kay Saba (Sheba) ng isang Tanda sa kanilang tirahan, - dalawang halamanan sa kanan at sa kaliwa (at sa kanila ay ipinagbadya): "Inyong kainin ang panustos ng inyong Panginoon at tumanaw ng

utang na loob sa Kanya; isang lugar na mabuti at masaya;
at ang inyong Panginoon ay Lagi nang Nagpapatawad!
16. Datapuwa't nagsitalikod sila (sa pagsunod kay Allah),
kaya't ipinadala Namin laban sa kanila ang Sail Al-Arim
(baha {tubig} na {pinawalan} mula sa mga prinsa o dam),
at Aming ginawa ang kanilang dalawang halamanan na
mamunga ng mapapait na bungangkahoy, at ng tamarisko,
at ilang punong lote. 17. Ito ang ganti na Aming ibinigay sa
kanila sapagkat sila ay walang utang na loob at nagtatakwil
ng pananampalataya. At hindi kailanman Kami naniningil
sa gayong paraan maliban sa mga walang pasasalamat at
walang pananalig.

18. At inilagay Namin sa pagitan nila at sa mga bayan na
Aming biniyayaan, ang mga bayan na madaling matagpuan,
at ginawa Namin ang mga antas ng (paglalakbay) sa kanilang
pagitan na maginhawa (na nagsasabi:) "Magsipaglakbay
kayo rito ng ligtas sa gabi at araw." 19. Datapuwa't sila ay
nagsabi: "Aming Panginoon! Gawin Ninyong ang mga
antas sa pagitan ng aming paglalakbay ay mahahaba," at
ipinahamak nila ang kanilang sarili sa pagkakamali, kaya't
Aming ginawa silang mga kuwento (sa kalupaan), at Aming
itinaboy silang lahat na ganap na nakakalat. Katotohanang
naririto ang tunay na mga Tanda sa mga matitiyaga at may
pasasalamat (na tao).

20. At katotohanang si Iblis (Satanas) ang nagpatunay
kung ano ang kanyang akala sa kanila, at sila ay sumunod
sa kanya (Satanas), lahat sila, maliban sa isang lipon ng mga
sumasampalataya (sa Kaisahan ni Allah). 21. At siya (si Iblis
o si Satanas) ay walang kapamahalaan sa kanila, - maliban
na Aming masubukan ang tao, na sumasampalataya sa

Kabilang Buhay mula sa kanya na may pag-aalinlangan tungkol dito. At ang iyong Panginoon ay isang Hafiz sa lahat ng bagay (ang Ganap na Nakakaalam ng lahat ng bagay, alalaong baga, Siya ang nagtatangan ng Talaan ng bawat isang tao hinggil sa kanyang mga gawa at Siya ang magbibigay ng gantimpala sa kanila ayon sa kanilang ginawa).

22. Ipagbadya (O Muhammad, sa kanila na mga pagano at mapagsamba sa mga diyus-diyosan, atbp.): "Inyong tawagan sila na inyong mga (diyus-diyosan) na inyong pinapangarap (at iniaakibat) maliban pa kay Allah; sila ay walang kapangyarihan, sila ay hindi nag-aangkin kahit na isang timbang ng atomo (o isang maliit na langgam), - maging sa kalangitan at kalupaan, at wala rin silang kahati sa alinman, at wala rin Siyang anumang kawaksi mula
sa kanila. 23. At ang anumang pamamagitan sa Kanya ay
hindi magbibigay ng kapakinabangan, maliban sa kanila na binigyan Niya ng pahintulot. Hanggang kung ang pangamba ay mawaksi sa kanilang (mga anghel) puso, sila (mga anghel) ay nagsasabi: "Ano nga ang sinabi ng inyong Panginoon?" Sila ay magsasabi: "Ang Katotohanan". At Siya ang Kataas-taasan, ang Pinakadakila.

24. Ipagbadya (O Muhammad, sa kanila na mga pagano at mapagsamba sa mga diyus-diyosan, atbp.): "Sino ang nagbigay sa inyo ng pagkain (at panustos) mula sa kalangitan at kalupaan?" Ipagbadya: "Si Allah; at katiyakan na maaaring kami o kayo ang nasa tamang patnubay o sa
maliwanag na kamalian!" 25. Ipagbadya (O Muhammad, sa
kanila na mga pagano at mapagsamba sa mga diyus-diyosan, atbp.): "Ikaw ay hindi tatanungin hinggil sa aming mga

kasalanan, at gayundin, kami ay hindi tatanungin tungkol
sa inyong ginawa.” 26. Ipagbadya: “Ang ating Panginoon ang
magtitipon sa atin nang sama-sama (sa Araw ng Muling
Pagkabuhay), at sa katapusan, Siya ang magpapasya sa mga
bagay sa pagitan natin, sa katotohanan at katarungan; at
Siya ang Tanging Magpapasya, ang Tanging Hukom na
Tigib ng Kaalaman.” 27. Ipagbadya (O Muhammad, sa kanila
na mga pagano at mapagsamba sa mga diyus-diyosan):
“Ipakita ninyo sa akin, sila na inyong iniaakibat bilang mga
katambal sa Kanya. Hindi, (walang anumang katambal
Siya sa anumang kaparaanan)! Datapuwa’t (tanging) Siya si
Allah, ang Pinakamataas sa Kapangyarihan, ang Sukdol sa
Karunungan.”

28. At ikaw (O Muhammad) ay hindi Namin isinugo
maliban na isang Tagapagbalita sa buong sangkatauhan,
na magbibigay sa kanila ng masayang balita, at isang
Tagapagbabala sa kanila (sa kasalanan), datapuwa’t ang
karamihan sa kanila ay walang kaalaman. 29. At sila ay
nagsasabi: “Kailan ba (matutupad) yaong ipinangako mo
sa amin (alalaong baga, ang Araw ng Muling Pagkabuhay),
kung ikaw ay nagsasabi ng katotohanan?” 30. Ipagbadya (O
Muhammad): “Ang pakikipagtiyap sa inyo ay sa takdang
Araw, na hindi ninyo maaaring iurong kahit na sa isang oras
(o isang sandali lamang) at hindi rin ninyo maaaring gawin
na maaga.”

31. At sila na hindi sumasampalataya ay nagsasabi: “Kami
ay hindi naniniwala sa Qur’an o sa anumang kasulatan na
una pa rito.” Datapuwa’t kung inyong mapagmamasdan
ang Zalimun (mga tampalasan, mapagsamba sa mga diyus-
diyosan, mapaggawa ng kamalian, buktot, atbp.), kung

sila ay haharap na sa kanilang Panginoon, kung paano
sila magpapalitan ng salita (na nagsisisihan) sa isa't isa!
Sila na itinuturing na mahihina ay magsasabi sa kanila
na mga palalo: "Kung hindi dahil sa inyo, sana ay naging
mananampalataya kami!" 32. At sila na mga palalo ay
magsasabi sa mga itinuturing na mahihina: "Pinigilan ba
namin kayo na matanggap ang patnubay matapos na ito
ay dumatal sa inyo? Hindi, datapuwa't kayo ang Mujrimun
(mapagsamba sa mga diyus-diyosan, makasalanan,
kriminal, palasuway kay Allah, mapaglabag sa kautusan,
atbp.)." 33. Sila na inaakalang mahihina ay magsasabi sa
kanila na mga palalo: "Hindi! Datapuwa't ito ang inyong
pakana sa gabi at araw. Pagmasdan! Kayo (ang patuloy)
na nag-uudyok sa amin na mawalan ng pananalig at utang
na loob ng pasasalamat kay Allah at magtambal ng iba
pa sa Kanya!" At ang bawat isa (sa kanilang pangkat) ay
mapupuspos ng pagsisisi (sa kanilang pagsuway kay Allah
sa buhay sa mundong ito), kung kanilang mamalas ang
kaparusahan. Magpupulupot Kami ng kadenang bakal
sa leeg ng mga hindi sumasampalataya. Ito ay kabayaran
lamang sa kanilang (masasamang) gawa.

34. At hindi Kami nagsugo ng isang Tagapagbabala sa
isang bayan, na hindi nagsabi yaong mga ginawaran ng
makamundong kayamanan at karangyaan (sa buhay na
ito) ng: "Hindi kami naniniwala sa (Mensahe) na ipinadala
sa iyo." 35. At sila ay nagsasabi: "Kami ay higit na nag-
aangkin ng mga kayamanan at mga anak na lalaki, at kami
ay hindi mapaparusahan." 36. Ipagbadya (O Muhammad):
"Katotohanan, ang aking Panginoon ang nagpaparami o
naghihigpit ng biyayang panustos sa sinumang Kanyang

maibigan, datapuwa't ang karamihan ng mga tao ay walang
kaalaman." 37. At hindi ang inyong mga kayamanan o mga
anak na lalaki ang magdadala sa inyo upang mapalapit kayo
ng antas sa Amin (alalaong baga, ang nakakalugod kay
Allah); nguni't sila lamang na sumasampalataya (sa Kaisahan
ni Allah at sa Islam) at nagsisigawa ng kabutihan; sila ang
gagantimpalaan ng maraming biyaya dahilan sa kanilang
pag-uugali, at sila ay ligtas na mananahan sa matatayog na
tirahan (Paraiso) sa katahimikan at kapanatagan. 38. At sila
na nagsisikap laban sa Aming Ayat (mga tanda, katibayan,
kapahayagan, aral, atbp.) upang sila ay siphayuin, sila ay
ibibigay sa kaparusahan. 39. Ipagbadya: "Katotohanan, ang
aking Panginoon ang nagpapasagana at nagpapadahop
ng panustos na kabuhayan sa Kanyang mga alipin na
Kanyang maibigan, at anumang bagay na gugulin ninyo
(tungo sa Kapakanan ni Allah), katiyakang ito ay Kanyang
pinapalitan, sapagkat Siya ang Pinakamainam sa lahat ng
mga nagbibigay ng panustos.

40. At (alalahanin) ang Araw na Kanyang titipunin
silang lahat, at sasabihin sa mga anghel: "Kayo ba ang
mga sinasamba ng mga taong ito?" 41. Sila (mga anghel) ay
magsasabi: "Ang Kaluwalhatian ay sa Inyo! Kayo ang tunay
naming Wali (Panginoon, Tagapangalaga, Tagapagtanggol)
at hindi sila. Hindi, sila ay sumamba sa mga Jinn; ang
karamihan (sa mga tao) ay naniniwala sa kanila (mga
Jinn)." 42. Kaya't sa Araw na yaon (alalaong baga, ang
Araw ng Muling Pagkabuhay), walang sinuman sa inyo
ang may kapangyarihan na magbigay ng kapakinabangan
o kapinsalaan sa bawat isa; at Aming ipagbabadya sa mga
tampalasan (alalaong baga, sila na sumamba sa iba pa tulad

ng mga anghel, Jinn, propeta, banal na tao, santo, espiritu,
krus, imahen, atbp. maliban pa kay Allah): "Lasapin ninyo
ang kaparusahan ng Apoy na inyong itinatakwil!"
43. At kung ang Aming Maliliwanag na mga Talata ay
dinadalit sa kanila, sila ay nagsasabi: "Siya (Muhammad)
ay isa lamang tao na nagnanais na hadlangan kayo (sa
pagsamba) sa kinagisnan ng inyong mga ninuno." At sila ay
nagsasabi: "Ito ay isa lamang kasinungalingan na kinatha!"
At ang mga hindi sumasampalataya ay nagsasabi (laban)
sa Katotohanan nang ito ay dumatal sa kanila (alalaong
baga, si Propeta Muhammad na isinugo ni Allah sa kanila
na may dalang mga katibayan, kapahayagan, tanda,
aral, atbp.): "Ito ay wala ng iba maliban sa maliwanag
na panlilinlang (o mahika)!" 44. Datapuwa't sila ay hindi
Namin pinadalhan ng mga Kasulatan na kanilang mapag-
aaralan, gayundin (Kami) ay hindi nagsugo sa kanila ng
tagapagbabala, bago pa sa iyo (O Muhammad). 45. At sila na
nauna sa kanila ay nagpasinungaling (sa katotohanan), sila
ay hindi nagsitanggap maging ng ikasampung bahagi (1/10)
ng mga iginawad Namin sa kanila (noong una); datapuwa't
sila ay nagpabulaan sa Aking mga Tagapagbalita, kaya't
(pagmasdan) kung gaano katindi ang Aking kaparusahan!
46. Ipagbadya sa kanila (O Muhammad): "Kayo ay aking
pinaaalalahanan sa isang (bagay) lamang; na kayo ay
magsitindig sa harapan ni Allah maging (kayo) ay dalawa o
nag-iisa; at magsipagmuni-muni (kayo sa inyong sarili, sa
naging buhay ng Propeta), ang inyong Kasama (Muhammad)
ay hindi inaalihan (ng demonyo); siya ay hindi hihigit
pa sa isang tagapagbabala, (upang paalalahanan kayo) sa
harapan ng kasakit-sakit na kaparusahan." 47. Ipagbadya (O

Muhammad): “Ang anumang kabayaran (o gantimpala) na
aking hiniling sa inyo ay sa inyo; ang aking gantimpala ay
mula kay Allah lamang; at Siya ang Saksi sa lahat ng bagay.”
48. Ipagbadya (O Muhammad): “Katotohanan! Ang
aking Panginoon ay nagpapanaog ng inspirasyon upang
maging maliwanag ang Katotohanan (alalaong baga,
ang Kapahayagan na dumatal sa akin); Siya ang Lubos
na Nakakaalam ng lahat ng nalilingid.” 49. Ipagbadya
(O Muhammad): “Ang Katotohanan (ang Qur’an at
inspirasyon mula kay Allah) ay dumatal na at ang Al-
Batil (kasinungalingan, kabulaanan, Satanas o Iblis) ay
hindi makakagawa ng anuman o makapagbabalik ng
buhay (ng anuman).” 50. Ipagbadya: “Kung ako (man) ay
naliligaw, ako ay maliligaw lamang sa kapariwaraan ng
aking sariling kaluluwa; datapuwa’t kung ako ay patuloy
na napapatnubayan; ito ay dahilan sa inspirasyon na
ipinagkaloob sa akin ng aking Panginoon; katotohanang
Siya ang Ganap na Nakakarinig at Laging Malapit (sa
lahat ng bagay).” 51. Kung inyo lamang mapagmamasdan
sa sandaling sila ay magimbal sa pagkatakot, datapuwa’t
(sila) ay walang matatakasan, at sila ay sasakmalin mula sa
malapit na lugar. 52. At sila ay magsasabi (sa Kabilang Buhay):
“Kami ay sumasampalataya (na ngayon) sa (katotohanan);
datapuwa’t paano nila matatanggap (ang Pananampalataya
at ang pagdinig ni Allah sa kanilang pagtitika), sa pook ng
katayuan na lubhang malayo (alalaong baga, ang muling
makabalik sa dating buhay sa mundo). 53. Katotohanang sila
ay nagtakwil sa pananampalataya (sa Kaisahan ni Allah, sa
Islam, sa Qur’an at kay Muhammad nang lubusan), noon (sa
mundong ito), at sila ay nag-alinlangan (tungkol) sa bagay na

nakalingid (alalaong baga, ang Kabilang Buhay, Impiyerno, Paraiso, Muling Pagkabuhay, sa Pangako ni Allah, atbp., sa pagsasabi na ang lahat ng mga ito ay kabulaanan) sa malayong lugar?
54. At sa pagitan nila at ng kanilang pagnanasa (alalaong baga, ang hangaring tumanggap sa Pananampalataya) ay ititindig ang isang sagka, na tulad din nang ginawa sa mga unang tao na kanilang kauri. Katotohanang sila ay nasa malaking pag-aalinlangan.

SURAH 35 • FATIR O MALAIKA

# ANG NAGSIMULA NG PAGLIKHA O ANG MGA ANGHEL

Sa Ngalan ni Allah, ang Pinakamahabagin, ang Pinakamaawain

1. Ang lahat ng pagluwalhati at pasasalamat ay kay Allah, ang (tanging) Nagpasimula ng Paglikha (Tanging Manlilikha) sa kalangitan at kalupaan, na lumikha sa mga anghel na tagapagbalita ng may pakpak,- dalawa o tatlo o apat (na magkakatambal). Siya ang nagdaragdag sa paglikha sa anumang Kanyang maibigan. Katotohanang Siya ang may kapangyarihan sa lahat ng bagay.
2. Anumang maibigan ni Allah mula sa Kanyang Habag (Kabutihan), na nais Niyang ipagkaloob sa sangkatauhan, walang sinuman ang makakahadlang; at anumang Kanyang hadlangan, walang sinuman ang makapagkakaloob (liban sa Kanya); at Siya ang Sukdol sa Kapangyarihan, ang Tigib ng Karunungan.

3. O sangkatauhan! Alalahanin ninyo ang mga biyaya ni Allah na ipinagkaloob sa inyo! Mayroon pa bang ibang

Manlilikha maliban kay Allah ang makapagbibigay sa inyo
mula sa alapaap ng panustos (na ulan) at sa kalupaan? La
ilaha ill Allah (Wala ng iba pang diyos na karapat-dapat
pag-ukulan ng pagsamba maliban sa Kanya). Bakit kayo
lumalayo (sa Kanya)? 4. At kung ikaw (O Muhammad) ay
kanilang itakwil, na kagaya rin ng mga Tagapagbalita na
nauna sa iyo; ang lahat ng mga pangyayari ay kay Allah
magbabalik (upang pagpasyahan).

5. O sangkatauhan! Katotohanan, ang pangako ni Allah ay
tunay, kaya't huwag hayaan ang pangkasalukuyang buhay
na ito ay makalinlang sa inyo, at huwag ding hayaan ang
Pinunong Manlilinlang (Satanas) ay dumaya sa inyo tungkol
kay Allah. 6. Katotohanang si Satanas ay isa ninyong
kaaway; kaya't ituring siya na isang kaaway. Kanya lamang
inaanyayahan ang kanyang Hizb (mga tagasunod) upang
sila ay magsipanirahan sa Naglalagablab na Apoy. 7. Sa mga
nagtatakwil kay Allah, sila ay may kabayaran ng kasakit-
sakit na kaparusahan, datapuwa't sila na sumasampalataya
(sa Kaisahan ni Allah at sa Islam) at nagsisigawa ng
kabutihan ay (may kapalit) na kapatawaran at kamangha-
manghang gantimpala (alalaong baga, ang Paraiso).

8. Siya kaya na ang kasamaan ng kanyang mga gawa
ay ginawang kabigha-bighani sa kanya (ay katulad ng
isang matuwid na napapatnubayan)? Katotohanang si
Allah ang nagliligaw sa sinumang Kanyang maibigan at
namamatnubay sa sinumang Kanyang naisin. Kaya't huwag
mong pahirapan ang iyong sarili (kaluluwa) sa pamimighati
sa kanila, katiyakang si Allah ang Ganap na Nakakaalam ng
lahat nilang ginagawa!

9. Si Allah ang nagpapadala ng hanging habagat upang

11. Katotohanang sa Araw na ito (alalaong baga, ang Araw ng
Muling Pagkabuhay), ang kanilang Panginoon ay Lubos na
Nakakaalam (sa kanilang mga gawa, at Kanyang babayaran
sila ayon sa kanilang mga gawa).

SURAH 101 • AL-QARIAH

# ANG ARAW NG PAGKAGULIHAM

Sa Ngalan ni Allah, ang Pinakamahahabagin, ang Pinakamaawain

1. Al-Qariah (ang Sandali ng Dagundong at Matinding
Pagsabog, alalaong baga, ang Araw ng Muling Pagkabuhay),
2. Ano nga ba (ang Sandali) ng dagundong at matinding
pagsabog? 3. At ano nga ba ang magpapahiwatig sa iyo (kung
ano ang Sandali) ng dagundong at matinding pagsabog?
4. Ito ang Araw na ang sangkatauhan ay matutulad sa mga
gamu-gamo na makapal na nakakalat, 5. At ang kabundukan
ay tila ba gusot na himaymay ng lana, 6. At sa kanya na
ang timbang (ng mabubuting gawa) ay masusumpungan
na mabigat, 7. Siya ay mamumuhay sa ligaya at saya (sa
Paraiso). 8. Datapuwa't sa kanya na ang timbang (ng
mabubuting gawa) ay masusumpungan na magaan,
9. Kanyang magiging tahanan ang Hawiya (walang hanggang
Hukay sa Impiyerno). 10. At ano ang magpapahiwatig sa iyo
kung ano ito (ang Hawiya)? 11. (Ito) ay isang mainit na Nag-
aalimpuyong Ningas!

SURAH 102 • AT-TAKATHUR

# ANG PAGTITIPON NG MGA MAKAMUNDONG BAGAY

Sa Ngalan ni Allah, ang Pinakamahabagin, ang
Pinakamaawain

1. Ang pakikipagpaligsahan sa pagtitipon ng mga
makamundong bagay ay nakakapanaig sa inyo upang
lumihis (sa higit na mabubuting bagay), 2. Hanggang sa
inyong dalawin ang libingan (alalaong baga, hanggang kayo
ay mamatay). 3. Walang pagsala! Inyong mapag-aalaman
(ang katotohanan)! 4. At muli, ay inyong mapag-aalaman
(ang katotohanan)! 5. Hindi! Kung inyo lamang nababatid ng
may tiyak na kaalaman (ang kahihinatnan ng pagtitipon ng
kayamanan, hindi sana ninyo ginugol ang inyong panahon
sa mga makamundong bagay)! 6. Walang pagsala! Inyong
mapagmamalas ang Naglalagablab na Apoy (Impiyerno)!
7. At muli, walang pagsala na inyong matutunghayan ito!
8. At sa Araw na ito, kayo ay tatanungin hingil sa kasiyahan
(na inyong pinagpasasaan sa mundong ito)!

SURAH 103 • SURAT AL-ASR

# SA PAGLIPAS NG PANAHON

Sa Ngalan ni Allah, ang Pinakamahabagin, ang
Pinakamaawain

1. Sa pamamagitan ng Al-Asr (paglipas ng mga sandali
sa tangkay ng panahon). 2. Katotohanan! Ang tao ay
nasa kawalan (at pagkapahamak), 3. Maliban sa mga
sumasampalataya (sa Kaisahan ni Allah at sa Islam),
at nagsisigawa ng mga kabutihan at magkabalikat sa
pagtuturo ng Katotohanan (alalaong baga, nagtatagubilin

sa kanya {kanila} na magsagawa ng lahat ng uri ng
mabubuting gawa na ipinag-uutos ni Allah at pag-iwas sa
lahat ng masasamang gawa na ipinagbabawal ni Allah), at
nagtatagubilin sa isa't isa sa pagtitiyaga at pagiging matatag
(sa mga pagdurusa, kapinsalaan, at sakit na maaaring
maranasan ng sinuman sa panahon ng kanyang pangangaral
ng Kanyang Pananampalataya, atbp., tungo sa Kapakanan
ni Allah).

SURAH 104 • AL-HUMAZAH

# ANG MGA MAKAKATING DILA

Sa Ngalan ni Allah, ang Pinakamahabagin, ang
Pinakamaawain

1. Kasumpa-sumpa (sa kaparusahan) ang bawat makakating
dila na naninirang puri at yumuyurak sa talikuran.
2. Na nagsasalansan at nagtitipon ng mga kayamanan,
3. Na nagpapalagay na ang kanyang kayamanan ay
makakapagpahaba ng kanyang buhay nang walang
hanggan! 4. Walang pagsala! Katotohanang siya ay
ihahagis sa Dumudurog na Apoy. 5. At ano nga ba ang
makakapagpahiwatig sa iyo kung ano ang Dumudurog na
Apoy? 6. Ito ang Apoy ng Poot ni Allah na Naglalagablab
ang Ningas, 7. Na sasadlak sa puso (ng mga tao).
8. Katotohanang ito ang lulukob sa kanila, 9. Sa mga haligi sa
mahabang hanay (alalong baga, sila ay paparusahan sa Apoy
na may mga haligi, higaan, atbp.)

# ANG ELEPANTE

Sa Ngalan ni Allah, ang Pinakamahahabagin, ang
Pinakamaawain

1. Hindi mo ba napagmalas (O Muhammad) kung paano
pinakitunguhan ng iyong Panginoon ang may-ari ng
Elepante? [ang hukbo ng mga elepante na nanggaling sa
Yemen sa pamumuno ni Abraha Al-Ashram na nagnanais
na wasakin ang Ka'ba sa Makkah]. 2. Hindi baga Niya
hinadlangan ang kanilang (masamang) balak at (sila ay)
mapaligaw? 3. At isinugo Niya laban sa kanila ang mga
kawan ng ibon, 4. Na pumupukol sa kanila ng mga bato ng
Sijjil (mga batong gawa sa matigas na putik). 5. At Kanyang
ginawa sila na tila mga hungkag na bukirin ng mga dayami
(na ang mais dito ay ginasak at kinain ng mga baka).

SURAH 106 • AL-QURAISH

# ANG QURAISH

Sa Ngalan ni Allah, ang Pinakamahahabagin, ang
Pinakamaawain

1. Sa pagiging bihasa ng mga (Angkan) ni Quraish, 2. (Ay
Aming hinayaan) ang mga sasakyan (ng mga Quraish)
na bumiyahe ng ligtas sa Taglamig (patungong Timog),
at sa Tag-init (patungong Hilaga, ng walang anumang
pangangamba), 3. Kaya't hayaan sila na sumamba (kay Allah),
ang Panginoon ng Tahanang ito (ang Ka'ba sa Makkah). 4.
(Siya, si Allah) ang nagkaloob sa kanila ng pagkain laban sa
pagkagutom at laban sa anumang pangamba (at panganib).

SURAH 107 • AL MA'UN

# ANG MALIIT NA KABUTIHAN

Sa Ngalan ni Allah, ang Pinakamahabagin, ang
Pinakamaawain

1. Napagmamasdan mo ba siya na nagtatatwa sa
Paghuhukom (na daratal)? 2. Kung gayon, siya nga ang (may
kagaspangan sa pag-uugali) na tumatangging magbigay ng
tulong sa ulila , 3. At hindi natitigatig na magbigay ng biyaya
upang pakainin ang naghihikahos, 4. Kaya't kasawian (sa
mga mapagkunwari) na nagsasagawa ng pagdalangin, 5.
Na nagpapabaya ng kanilang pagdalangin sa takdang oras,
6. Na nagsasagawa lamang ng kabutihan upang mamalas (ng
mga tao), 7. Datapuwa't tumatangging magbigay ng kahit
na katiting na tulong (alalaong baga, kahit na isang dakot
na asin, asukal, isang baso ng tubig, atbp.).

SURAH 108 • AL-KAWTHAR

# ANG KASAGANAAN

Sa Ngalan ni Allah, ang Pinakamahabagin, ang
Pinakamaawain

1. Katotohanang sa iyo (O Muhammad) ay ipinagkaloob
Namin ang Al-Kawthar (isang Bukal sa Paraiso). 2. Kaya't sa
iyong Panginoon mo lamang ikaw ay mag-ukol ng Dalangin
at Pag-aalay. 3. At sa mga namumuhi sa iyo (O Muhammad),
siya ay pagkakaitan (ng bawat mabuting bagay sa mundong
ito at pag-asang maaasam sa Kabilang Buhay).

# ANG MGA NAGTATAKWIL SA PANANAMPALATAYA

Sa Ngalan ni Allah, ang Pinakamahabagin, ang Pinakamaawain

1. Ipagbadya: "O kayong nagtatakwil sa Pananampalataya!" {alalaong baga, ang mga walang pananalig kay Allah, sa Kanyang Kaisahan, sa Kanyang mga Anghel, sa Kanyang mga Aklat, sa Kanyang mga Tagapagbalita, sa Araw ng Muling Pagkabuhay, sa Al-Qadar (maka-Diyos na kasasapitan), atbp.}. 2. Ako ay hindi sumasamba sa inyong sinasamba, 3. At hindi ninyo sasambahin ang aking sinasamba. 4. At ako ay hindi sasamba sa inyong sinasamba. 5. At hindi ninyo sasambahin ang aking sinasamba. 6. Sa inyo ang inyong pananampalataya at sa akin ang tunay na Daan ng Pananampalataya (pagsamba kay Allah at sa Kanyang Kaisahan, ang nag-iisang tunay na Diyos).

SURAH 110 • AN-NASR

# ANG PAGKALINGA

Sa Ngalan ni Allah, ang Pinakamahabagin, ang Pinakamaawain

1. At nang dumatal (sa iyo, O Muhammad) ang kalinga ni Allah at tagumpay (laban sa iyong kaaway), 2. At iyong napagmamasdan ang mga Tao na nagsisipasok sa Pananampalataya ni Allah (Islam) nang maramihan, 3. Kaya't ipagbunyi mo ang mga Papuri sa iyong Panginoon at manalangin na igawad Niya ang Kanyang Kapatawaran. Siya ang tumatanggap ng pagsisisi at nagpapatawad.

# ANG HIMAYMAY NG PALMERA

Sa Ngalan ni Allah, ang Pinakamahahabagin, ang Pinakamaawain

1. Maglaho ang mga kamay ni Abu Lahab (ang tiyuhin ng
Propeta), ang Ama ng Apoy, maglaho siya! 2. Ang kanyang
kayamanan at kanyang mga anak, (atbp.), ay walang
magiging kapakinabangan sa kanya! 3. Hindi magtatagal,
siya ay sisilaban sa Naglalagablab na Apoy! 4. Gayundin,
ang kanyang asawa ay magdadala ng mga tuyong kahoy
(mga tinik ng Sadan na kanyang iniuumang sa landas ng
Propeta, o ang kanyang paninirang puri sa Propeta), bilang
panggatong. 5. Sa kanyang leeg ay nakapulupot ang lubid ng
Masad (mga himaymay ng palmera).

SURAH 112 • SURAT AL-IKHLAS

# ANG KADALISAYAN NG PANANAMPALATAYA

Sa Ngalan ni Allah, ang Pinakamahahabagin, ang Pinakamaawain

1. Ipagbadya (O Muhammad): Siya si Allah, ang Tangi at
Nag-iisa. 2. Allah-us-Samad! Ang Walang Hanggan, ang
Sakdal at Ganap (ang may Sariling Kasapatan, ang lahat
ng mga nilalang ay umaasa sa Kanyang pagtataguyod,
datapuwa't Siya ay hindi kumakain o umiinom). 3. Hindi
Siya nagkaanak at hindi rin Siya ipinanganak. 4. At walang
anumang sa Kanya ay makakatulad.

# ANG BUKANG LIWAYWAY

Sa Ngalan ni Allah, ang Pinakamahabagin, ang Pinakamaawain

1. Ipagbadya: Ako ay naghahanap ng Kaligtasan (kay Allah), ang Panginoon ng Bukang Liwayway. 2. Mula sa kasamaan at kabuktutan ng mga nilalang. 3. Mula sa kasamaan at kabuktutan ng kadiliman kung ito ay lumalaganap. 4. At mula sa kasamaan at kabuktutan ng mga nagsasagawa ng Karunungang Itim (mga panggagaway), kung sila ay umiihip sa mga buhol (o nakabuhol). 5. At mula sa kasamaan at katampalasanan ng isang mainggitin habang siya ay naninibugho (sa pagkainggit).



# ANG SANGKATAUHAN

Sa Ngalan ni Allah, ang Pinakamahabagin, ang Pinakamaawain

1. Ipagbadya: Ako ay naghahanap ng Kaligtasan (kay Allah), ang Panginoon at Tagapagtangkilik ng sangkatauhan, 2. Ang Hari (o Tagapamahala) ng sangkatauhan, 3. Ang Ilah (Diyos) ng sangkatauhan. 4. Mula sa kasamaan at kabuktutan ng isang bumubulong (ang demonyo na bumubulong sa puso ng mga tao), na kagyat na lumilisan sa kanyang pagbulong (sa puso ng tao, kung ang binubulungan ay nakaala-ala kay Allah), 5. Na bumubulong sa mga dibdib ng sangkatauhan, 6. Ng mga Jinn (mga nilikha ni Allah na katulad ng mga tao na may kalayaan na sumunod o sumuway sa pag-uutos ni Allah, datapuwa't nakalingid sa atin), at mga Tao. [Tunghayan ang Surah 72 (Al-Jinn) para sa karagdagang kaalaman].

Ang Maluwalhating

# Quran

Ang bawat libro ay may mga layunin at ang layunin ng Quran ay upang maunawaan ng tao ang plano ng Paglikha ng Allah (ang Diyos). Iyon ay, upang sabihin sa tao kung bakit nilalang ng Allah (ang Diyos) ang mundong ito; kung ano ang layunin ng paninirahan ng tao sa lupa; kung ano ang kinakailangan mula sa tao sa kanyang buhay ng maikling panahon ng kamatayan, at kung ano ang kanyang haharapin pagkatapos ng kamatayan. Ang tao ay ipinanganak bilang isang walang hanggang nilalang. Nang nilikha ng Allah (ang Diyos) ang tao sa gayon, hinati niya ang kanyang buhay sa dalawang panahon, ang panahon bago ng kamatayan, na panahon ng pagsubok, at ang panahon matapos mamatay, na panahon para sa pagtanggap ng mga gantimpala o kaparusahan na nakamit ng mga aksyon sa panahon ng buhay ng isang tao. Ang mga ito ay ang anyo ng walang hanggang paraiso o walang hanggang impiyerno. Ang layunin ng Quran ay upang malaman ng tao ang katotohanan na ito. Ito ang tema ng banal na Aklat na ito, na naglilingkod upang gabayan ang tao sa pamamagitan ng kanyang buong paglalakbay sa buhay at sa buhay pagkatapos ng kamatayan.

GOODWORD

www.goodwordbooks.com
www.cpsglobal.org




App and E-book available

ISBN 978-93-86589-09-5

9 789386 589095